PAG-USAPAN PO NA IN.

# 2009

## january

| s | m | t | w | t | f | s |
|---|---|---|---|---|---|---|
| | | | | 1 | 2 | 3 |
| 4 | 5 | 6 | 7 | 8 | 9 | 10 |
| 11 | 12 | 13 | 14 | 15 | 16 | 17 |
| 18 | 19 | 20 | 21 | 22 | 23 | 24 |
| 25 | 26 | 27 | 28 | 29 | 30 | 31 |

## february

| s | m | t | w | t | f | s |
|---|---|---|---|---|---|---|
| 1 | 2 | 3 | 4 | 5 | 6 | 7 |
| 8 | 9 | 10 | 11 | 12 | 13 | 14 |
| 15 | 16 | 17 | 18 | 19 | 20 | 21 |
| 22 | 23 | 24 | 25 | 26 | 27 | 28 |

## march

| s | m | t | w | t | f | s |
|---|---|---|---|---|---|---|
| 1 | 2 | 3 | 4 | 5 | 6 | 7 |
| 8 | 9 | 10 | 11 | 12 | 13 | 14 |
| 15 | 16 | 17 | 18 | 19 | 20 | 21 |
| 22 | 23 | 24 | 25 | 26 | 27 | 28 |
| 29 | 30 | 31 | | | | |

## april

| s | m | t | w | t | f | s |
|---|---|---|---|---|---|---|
| | | | 1 | 2 | 3 | 4 |
| 5 | 6 | 7 | 8 | 9 | 10 | 11 |
| 12 | 13 | 14 | 15 | 16 | 17 | 18 |
| 19 | 20 | 21 | 22 | 23 | 24 | 25 |
| 26 | 27 | 28 | 29 | 30 | | |

## may

| s | m | t | w | t | f | s |
|---|---|---|---|---|---|---|
| | | | | | 1 | 2 |
| 3 | 4 | 5 | 6 | 7 | 8 | 9 |
| 10 | 11 | 12 | 13 | 14 | 15 | 16 |
| 17 | 18 | 19 | 20 | 21 | 22 | 23 |
| 24 | 25 | 26 | 27 | 28 | 29 | 30 |
| 31 | | | | | | |

## june

| s | m | t | w | t | f | s |
|---|---|---|---|---|---|---|
| | 1 | 2 | 3 | 4 | 5 | 6 |
| 7 | 8 | 9 | 10 | 11 | 12 | 13 |
| 14 | 15 | 16 | 17 | 18 | 19 | 20 |
| 21 | 22 | 23 | 24 | 25 | 26 | 27 |
| 28 | 29 | 30 | | | | |

## july

| s | m | t | w | t | f | s |
|---|---|---|---|---|---|---|
| | | | 1 | 2 | 3 | 4 |
| 5 | 6 | 7 | 8 | 9 | 10 | 11 |
| 12 | 13 | 14 | 15 | 16 | 17 | 18 |
| 19 | 20 | 21 | 22 | 23 | 24 | 25 |
| 26 | 27 | 28 | 29 | 30 | 31 | |

## august

| s | m | t | w | t | f | s |
|---|---|---|---|---|---|---|
| | | | | | | 1 |
| 2 | 3 | 4 | 5 | 6 | 7 | 8 |
| 9 | 10 | 11 | 12 | 13 | 14 | 15 |
| 16 | 17 | 18 | 19 | 20 | 21 | 22 |
| 23 | 24 | 25 | 26 | 27 | 28 | 29 |
| 30 | 31 | | | | | |

## september

| s | m | t | w | t | f | s |
|---|---|---|---|---|---|---|
| | | 1 | 2 | 3 | 4 | 5 |
| 6 | 7 | 8 | 9 | 10 | 11 | 12 |
| 13 | 14 | 15 | 16 | 17 | 18 | 19 |
| 20 | 21 | 22 | 23 | 24 | 25 | 26 |
| 27 | 28 | 29 | 30 | | | |

## october

| s | m | t | w | t | f | s |
|---|---|---|---|---|---|---|
| | | | | 1 | 2 | 3 |
| 4 | 5 | 6 | 7 | 8 | 9 | 10 |
| 11 | 12 | 13 | 14 | 15 | 16 | 17 |
| 18 | 19 | 20 | 21 | 22 | 23 | 24 |
| 25 | 26 | 27 | 28 | 29 | 30 | 31 |

## november

| s | m | t | w | t | f | s |
|---|---|---|---|---|---|---|
| 1 | 2 | 3 | 4 | 5 | 6 | 7 |
| 8 | 9 | 10 | 11 | 12 | 13 | 14 |
| 15 | 16 | 17 | 18 | 19 | 20 | 21 |
| 22 | 23 | 24 | 25 | 26 | 27 | 28 |
| 29 | 30 | | | | | |

## december

| s | m | t | w | t | f | s |
|---|---|---|---|---|---|---|
| | | 1 | 2 | 3 | 4 | 5 |
| 6 | 7 | 8 | 9 | 10 | 11 | 12 |
| 13 | 14 | 15 | 16 | 17 | 18 | 19 |
| 20 | 21 | 22 | 23 | 24 | 25 | 26 |
| 27 | 28 | 29 | 30 | 31 | | |

Pag-usapan po natin!

**Chief Patron**
Mohammad Ismail Al-Ansari
**Editor**
Ullessis Ahmad Yusuf Abaya





**Designer**
Nader Bellal
**PUBLISHED BY**
KPCCCenter
Farwaniya, Block 1
Street 74 corner Street 72
Building 12, Floor 8
Phone (965) 24712574
Fax (965) 24712574 (102)
Hotline: 97802777
www.kpccenter.com
Email: info@kpccenter.com
**General Supervisor**
Khalid Abdullah Al-Sabea
**Executive Director**
Shk. Abdulhadie Gumander
**Assistant Executive Director**
**Men Section**
Ust. Abu Ubaidah Satol
**Assistant Executive Director**
**Women Section**
Usta. Halima Mantawil

Ang Pag-usapan Po Natin! Filipino Magazine ay ang monthly publication ng KPCCenter. Ang Kuwait Philippine Cultural Center ay isang kalipunan, isang kongregasyon, at isang center kung saan nagtatagpo ang mga layunin para sa kaunlaran sa pamamagitan ng pakikipag-ugnayan sa mga Filipino sa Kuwait, ano man ang kanilang relihiyon, tribo, at kasarian. Ang layunin nito ay upang makapagtatag ng isang sentrong pangkultura at pang-edukasyon upang tangkilikin ang lahat ng maiinam na kultura at mga anyo ng edukasyon. Ang KPCCenter ay bumabatay sa mga katuruan, mga kahalagahan, at mga kaugaliang pang-Islam. Ito rin ay nakikipagkasundo, at lahat ng mga gawain nito ay sa pamamaraang tuwiran at katamtamang pakikitungo, na nag-aanyaya sa lahat ng mga relihiyon at mga sektor upang sama-samang makapagtatag ng bukas na mga talakayan tungkol sa lahat ng aspeto ng pamumuhay.



Ipadala ang mga komento at mga katanungan sa pagusapan@gmail.com





# Editoryal



Sabi ng mga matanda, "kapag nakakita ka ng buwan na pataob o nakaturo sa lupa ang mukha, ito'y magdadala ng swerte o magandang pasok ng taon, kung ito nama'y pasalok, ito'y nagbabadya ng matinding kahirapan, gyera at salot." Halos mag-isang linggo nating nasaksihan ang ngumiting buwan, ang dalawang mata ay kumakatawan sa Venus at Jupiter. Marami ang nagsasabi na kaya nangiti ang buwan ay dahil katawa-tawa na ang mga nangyayari sa mundo ngayon, lalong–lalo na sa ating bansa. Kung noong araw ang "joke-joke" ay nakakatawa, ngayon ang "joc-joc" ay nakaka-inis! Kung noong araw ang cha-cha ay may dalang sayaw, ngayon ang "cha-cha" ay may dalang protesta. Kung noon ang melamine ay gamit kapag kumakain, ngayon melamine na ang kinakain. Noon kapag merong diarhea ay dinadala sa doctor, ngayon sa Japan na. Mahirap na talaga espelingin ang m-u-n-d-o ngayon.

Ngunit bakit noong huling laban ni Pacquiao kay dela Hoya, ay tila nakalimutan natin ang mga iyan? Bakit ang lahat ay natutuwa at nagdiwang sa kanyang pagka-panalo? Dahil kaya sa may isang pinoy na kumakatawan sa adhikain ng isang tagumpay? Isang kabayan na may katangian ng isang mandirigmang lumalaban, kahit karamihan ay nagsasabing walang pag-asa?

Marami ang nagdududa sa kakayahan ni Pacman sa laban nitong huli. Kahit sa pustahan, mas pabor sila kay Golden Boy. Ang dahilan - nawalan ng tiwala ang marami sa sariling atin. Hindi pa nila lubos na kilala ang batang GenSan, kaya pala ngumiti na lang ang buwan. Kailangan ng konting repaso kung sino ba talaga si Pacman, ang 'Pambansang kamao," at ano ang dala niyang kabutihan para sa ating bayan. Marami ang nagsasabi na si Pacman ay hindi lang pam-pamilya o pang esports pa, kondi pang-pulitika na! Totoo man o hindi, yan ang pag-uusapan natin.

Ullessis Ahmad Yusuf Abaya
ullessis@yahoo.com



# Ang 70 Milyon Dolyar Dream Match

Hinarap ni Pacquiao si Oscar de la Hoya noong Sabado, December 6, 2008 sa MGM Grand sa Las Vegas, Nevada sa isang Dream Match. Hinagis De la Hoya ang kanyang tuwalya bago mag-simula ang pang-9 na round. Ito ay opisyal na isang teknikal knockout.

Handog ng Golden Boy Promotions at Top Rank, Inc, ang labanan ay naka-iskedyul bilang isang 12-round, non-title na labanan ng 147-poundwelterweight limitation. Kahit kilala si Pacman bilang nangungunang pound-for-pound boxer sa mundo, marami pa ring nangangamba na ang 147 pounds ay maaaring masyadong malayo sa kanyang likas na timbang laban sa mas malalaking si De La Hoya. Nakatanggap si Pacquiao ng mula $15 milyon(dollars)hanggang $30 milyon(dollars) (share ng mga pay-per-view), kasama ang isang garantisadong halaga.

Ibinalitang nagka-ubusan ng ticket, at ang kabuuang kita sa gate pa lamang ay halos $17 milyon(dollars) na. Ito na diumano ang ikalawang pinakamalaking gate revenue sa kasaysayan ng boksing. Ayon sa ulat ng ESPN, ang laban na yon ay buminta ng 1.25 milyong mga subscription at bumuo ng $70 milyon(dollars) sa lokal na telebisyong kitaan.



# Pacman Ang Pambansang Kamao

Siya ang kasalukuyang WBC Super Featherweight Champion ng Mundo at ang Ring Super Featherweight Champion ng Mundo. Siya rin ay dating People's Featherweight Champion ng Mundo (mula 2003 hanggang 2005), dating Kampeon ng IBF Super Bantamweight (2001 hanggang 2004), at dating WBC Flyweight Champion (1998 haggang 1999). Sa gulang ng 25 taon, nagkamit na siya ng 41 mga panalo, 3 mga talo, at 2 mga tabla, kasama ang 30 panalo na knockout ang kalaban.
Mula sa General Santos City, si Pacman ay nakilala bilang The Destroyer ng kanyang mga kasama sa mundo ng boksing dahil sa paraan ng ginawa niya sa pagpigil at pagwasak sa kanyang mga katunggali at naghahamon. Mayroon siyang nakakasirang kaliwang buntal na may kakayahang matapos ang isang laban sa isang iglap.
Si Emmanuel "Manny" Dapidran Pacquaio ay ipinanganak sa Kibawe, Bukidnon, noong December 17, 1978. Si Pacman ay lumaki at naninirahan sa Labangal, General Santos City, South Cotabato. Sina Rosalio at Dionisia ang kanyang mga magulang. Si Maria Geraldine "Jinkee" ang kanyang maybahay. May tatlong mga anak, sina Jimuel, Mike, at Princess. Si Jinkie ay kasalukuyang ipinagbubuntis ang pang-apat nilang anak, isang babae. Si Pacman ay may tangkad na 5ft 6.5in.

**Major Titles**

WBC World Flyweight Champion
IBF World Super Bantamweight Champion
WBW World Lightweight Champion

**Minor Titles**

OPBF Flyweight Champion
WBC International Super Bantamweight Champion
WBC International Super Featherweight Champion
WBC World Super Featherweight Champion

**The Ring Titles**

World Flyweight Champion
World Featherweight Champion
World Super Featherweight Champion

**Recognitions**

2006 The Ring Magazine Fighter Of The Year
2006 Boxing Writers Association Of America Fighter Of The Year
WBC Emeritus Champion
The Ring Magazine No.1 Pound For Pound
5-Time PSA Sportsman Of The Year
2008 University Athletic Association of the Philippines (UAAP) Honorary Award for Sports Excellence

**Legend:**
Win Draw Loss

| Date | Opponent | Result | Location | Title belt(s) disputed |
|---|---|---|---|---|
| December 06, 2008 | Oscar De La Hoya | 8th round TKO | MGM Grand Garden Arena, Las Vegas,United States | Non title fight, fought at catchweight(welterweight) |
| June 28, 2008 | David Díaz | 9th round TKO | Mandalay Bay, Las Vegas, United States | Won WBC world lightweight title |
| March 15, 2008 | Juan Manuel Márquez | Split decision | Mandalay Bay, Las Vegas, United States | Won WBC and vacant *The Ring Magazine*world super featherweight title |
| October 6, 2007 | Marco Antonio Barrera | Unanimous decision | Mandalay Bay, Las Vegas, United States | Retained WBC international super featherweight title |
| April 14, 2007 | Jorge Solis | 8th round KO | Alamodome, San Antonio, United States | Retained WBC international super featherweight title |
| November 18, 2006 | Érik Morales | 3rd round KO | Thomas and Mack Center, Las Vegas,United States | Retained WBC international super featherweight title |
| July 7, 2006 | Óscar Larios | Unanimous decision | Araneta Coliseum, Quezon City,Philippines | Retained WBC international super featherweight title |
| January 21, 2006 | Érik Morales | 10th round TKO | Thomas and Mack Center, Las Vegas,United States | Retained WBC international super featherweight title |
| September 10, 2005 | Héctor Velázquez | 6th round TKO | Staples Center, Los Angeles, United States | Won vacant WBC international super featherweight title |
| March 19, 2005 | Érik Morales | Unanimous decision | MGM Grand Garden Arena, Las Vegas,United States | WBC international super featherweight title |
| December 11, 2004 | Fahsan (3K Battery) Por Thawatchai | 4th round TKO | Fort Bonifacio Global City, Taguig City,Philippines | |
| May 8, 2004 | Juan Manuel Márquez | Draw | MGM Grand Garden Arena, Las Vegas,United States | WBA and IBF world featherweight title |
| November 15, 2003 | Marco Antonio Barrera | 11th round TKO | Alamodome, San Antonio, United States | *The Ring Magazine* world featherweight title |
| July 26, 2003 | Emmanuel Lucero | 3rd Round KO | Olympic Auditorium, Los Angeles, United States | Retained IBF world super bantamweight title |
| March 15, 2003 | Serikzhan Yeshmangbetov | 5th round TKO | Rizal Park, Manila, Philippines | |
| October 26, 2002 | Fahbrakorb Rakkiatgym | 1st round KO | Rizal Memorial College Gym, Davao City,Philippines | Retained IBF world super bantamweight title |
| June 8, 2002 | Jorge Eliecer Julio | 2nd Round TKO | The Pyramid, Memphis, United States | Retained IBF world super bantamweight title |
| November 10, 2001 | Agapito Sánchez | 6th Round Technical Draw | Bill Graham Civic Auditorium, San Francisco, United States | WBO and IBF world super bantamweight title |
| June 23, 2001 | Lehlohonolo Ledwaba | 6th Round TKO | MGM Grand Garden Arena, Las Vegas,United States | Won IBF world super bantamweight title |
| April 28, 2001 | Wethya Sakmuangklang | 6th round TKO | Kidapawan City, Cotabato, Philippines | Retained WBC international super bantamweight title |
| February 24, 2001 | Tetsutoru Senrima | 5th round TKO | Manila, Philippines | Retained WBC international super bantamweight title |
| October 14, 2000 | Nadel Hussein | 10th round TKO | Ynares Center, Antipolo City, Philippines | Retained WBC international super bantamweight title |
| June 28, 2000 | Seung-Kon Chae | 1st round TKO | Araneta Coliseum, Quezon City,Philippines | Retained WBC international super bantamweight title |
| March 4, 2000 | Arnel Barotillo | 4th round KO | Ninoy Aquino Stadium, Manila,Philippines | Retained WBC international super bantamweight title |
| December 12, 1999 | Reynante Jamili | 2nd round KO | Elorde Sports Complex, Parañaque,Philippines | Won WBC international super bantamweight title |
| September 17, 1999 | Medgoen Singsurat | 3rd round KO | Pakpanag Metropolian Stadium, Nakhon Si Thammarat, Thailand | Lost WBC world flyweight title |
| April 24, 1999 | Gabriel Mira | 4th round TKO | Araneta Coliseum, Quezon City,Philippines | Retained WBC world flyweight title |
| February 20, 1999 | Todd Makelin | 3rd round TKO | Kidapawan City, Philippines | |
| December 24, 1998 | Chatchai Sasakul | 8th round KO | Tonsuk College Ground, Phuttamonthon,Thailand | Won WBC world flyweight title |
| May 18, 1998 | Shin Terao | 1st round TKO | Korakuen Hall, Tokyo, Japan | |
| December 6, 1997 | Panomdej Ohyuthanakorn | 1st round KO | South Cotabato Stadium, Koronadal,South Cotabato, Philippines | Retained OPBF flyweight title |
| September 13, 1997 | Melvin Magramo | Decision | Cebu City, Philippines | |
| June 26, 1997 | Chokchai Chockvivat | 5th round KO | Mandaluyong City, Philippines | Won OPBF flyweight title |
| May 30, 1997 | Ariel Austria | 6th round TKO | Almendras, Philippines | |
| April 24, 1997 | Wook-Ki Lee | 1st round KO | Makati City, Philippines | |
| March 3, 1997 | Mike Luna | 1st round KO | Muntinlupa City, Philippines | |
| December 28, 1996 | Sung-Yul Lee | 2nd round TKO | Muntinlupa City, Philippines | |
| July 27, 1996 | Ippo Gala | 2nd round TKO | Mandaluyong City, Philippines | |
| June 15, 1996 | Bert Batiller | 4th round TKO | Mandaluyong City, Philippines | |
| May 5, 1996 | John Medina | 4th round TKO | Manila, Philippines | |
| April 27, 1996 | Marlon Carillo | Decision | Manila, Philippines | |
| February 9, 1996 | Rustico Torrecampo | 3rd round KO | Mandaluyong City, Philippines | |
| January 13, 1996 | Lito Torrejos | Decision* | Paranaque City, Philippines | |
| December 9, 1995 | Rolando Toyogon | Decision | Manila, Philippines | |
| November 11, 1995 | Rudolfo Fernandez | 3rd round TKO | Mandaluyong City, Philippines | |
| October 21, 1995 | Renato Mendones | 2nd Round TKO | Puerto Princesa City, Palawan,Philippines | |
| October 7, 1995 | Lolito Laroa | Decision | Makati City, Philippines | |
| September 16, 1995 | Armando Rocil | 3rd round KO | Mandaluyong City, Philippines | |
| August 3, 1995 | Acasio Simbajon | Decision | Mandaluyong City, Philippines | |
| July 1, 1995 | Dele Decierto | 2nd round TKO | Mandaluyong City, Philippines | |
| May 1, 1995 | Rocky Palma | Decision | Cavite, Philippines | |
| March 18, 1995 | Pinoy Montejo | Decision | Mindoro Occidental, Philippines | |
| January 22, 1995 | Edmund Enting Ignacio | Decision | Mindoro Occidental, Philippines | |

(wikipedia.org)

Pacquiao's fight against Lito Torrejos was stopped due to accidental head clash. It was then judged on points, on which Pacquiao was declared winner.

# BALITANG OFW

Ibunyag ng Department of Foreign Affairs (DFA) at Philippine Overseas Employment Administration (POEA) na **maraming walang trabahong OFWs ang kasalukuyang pagala-gala sa Vietnam** matapos malinlang ng mga pekeng recruiters …tambak ang bilang ng mga walang trabahong OFW ngayon doon matapos pangakuan ng bogus na trabaho. …kani-kanyang punta ang mga Pinoy sa naturang siyudad sa paniwala na may naghihintay sa kanilang trabaho. …sumbong ng mga nalokong Pinoy sa embahada, hiningan sila ng kanilang recruiter ng P25-P30,000 para sa kanilang air fare, samantalang P7,500 hanggang P20,000 lamang ang aktwal na air fare papuntang Vietnam.

Tinatayang nasa **700 OFWs na nagtatrabaho sa UAE ang na-lay off sa trabaho** bunga ng paglala ng global financial crisis na tumama na rin sa pinaka-popular na financial center sa Middle East, kabilang umano sa mga OFWs na nawalan ng hanapbuhay ay mga nagtatrabaho sa Nakeel at DAMAC-2, dalawang malalaking kumpanya na nasa linya ng construction, pabahay at realty sa UAE.

**Pinangangambahang tataas ang bilang ng mga hindi dokumentadong OFWs sa iba't ibang bahagi ng mundo** sanhi ng polisiya ng gobyerno na ipasa sa mga OFWs na apektado ng global financial crisis ang gastusin sa pagbabalik ng mga ito sa bansa. Naniniwala ang Migrante International na ang libu-libong na-lay-off na mga OFWs ay posibleng manatili at ma-stranded sa mga pinagtrabahuhang bansa dahil sa pagtanggi ng gobyernong sagutin ang kanilang gastusin sa pag-uwi. Base sa statistics ng DFA, ang mga hindi dokumentadong mga migranteng Pinoy sa East at South Asia ay nasa kalahating milyon na simula pa noong 2006.

www.abante.com.ph

# Bagong Batas sa Kuwait - Check-up Muna Bago Kasal





Mukhang dadami na naman ang bilang ng mga "walang kasalanan daw" sa loob ng central jail. Inatasan ng Gabinete ang Ministro ng Kalusugan Ali Al-Barrak, sa pagpapatupad ng "pre-marital check-up law" sa lahat ng mga magpapakasal, simula sa Pebrero pasulong, nag-uulat ang Al-Jarida Daily.

Anim na centers, isa sa bawat governorate, ay itatatag para sa pagsagawa ng mga check-ups. Gagawin ang mga centers na ito sa pakikipagtulungan sa Ministry of Health at ng Ministry of Justice. Mula sa Pebrero pasulong, walang sinuman ang maaaring mag-authenticate ng anumang mga certificate sa kasal maliban kung ang parehong partido, lalaki at babae na may balak magpakasal, ay magsumite ng isang medical certificate na inaprobahan ng Ministry of Health. Sinuman ang mahuhuling mamimike ng mga nilalaman ng check-up report ay maaaring mapapatawan ng isang taon na pagkabilanggo o magmulta ng KD 1000 o pareho.

Kaya mag-ingat tayo mga kababayan. Kapag lumabas sa check-up na ang babae ay buntis na at di pa kasal, problema yan. Ang kasong "love-case" ay deportation ang parusa. Subalit ang deportation ay madalas nangyayari pagkatapos na ng halos dalawa o tatlong taon na pagkakulong sa Central Jail. Ang ibig sabihin nito – mayroong pagdurusa sa loob ng mga panahon na yan, hindi lang ikaw – pati na rin ang mga mahal mo sa buhay na iniwanan mo sa Pilipinas.(UAYA)

# BASA A MORO



**KATAYA SO KABPAGINETAO TANO**

**Pamekasan a ika: 2**

**Ni Ust. Mojahid Gumander**
**IPC, Kuwait City**
**Email: mgipc@yahoo.com**
**www.mojahid.ipcblogger.com**

Kena aya pagilain sa tao a miyakasabot na matumpis i kambityara ka aya man miyakasabot a tao na mapya i ukit a kabpaginetao iyan, bago iyan taron so kiyugan iyan taro na mamimikiran muna sekanyan o inuto kena gkasupak o galbek iyan so giyuto a dtaron iyan ago inuto kena masakit saya ko entain i makakineg ron? Mawto bon ba o aden a kiyugan iyan enggalbek, mamimikiran muna sekanyan o inuto kena gkasupak o mga kadtaro iyan so giyuto a penggalbeken iyan ago inuto kena makasakit saya ko idsik a manusya? Ka so tao a di niyan pagitungen muna i kalulungan o penggalbeken iyan taman sa mamaganad den sa katumpis/kangagan a kambityara na dsipatan sa mapya ka amay-amay na makabinasa ko kabpaginetao, aya ibidinsiya na tao anan a manaradtad a miyamaganad den sa katumpisan na igira embityara na ilayangka ka diniyan den gkaimpatan na aden uto na mamura-bura den so ngari iyan taman sa mamakatubpris den so duda iyan, na giyanan na pakasupak ko ukit-ukit a kabpaginetao a mapya, sabap sa kena mapya i bpaginantang ka saya ko hadapan o mga tao inunta na maredsik i kailay iran reka, ago labi den a kena mapya i panubprisan ka siran, da a mababaya ro apya seka na dingka bon kababayan.

Uway, dsukuran tano so Allah (SWT) ka tiyuturo Niyan so mga kalukes-lukesan tano saya ko lalan a matidto sabap ko kiyapakauma o mga arab a bpon sa darpa a Yaman, barasan siran o Allah (SWT) ka miyamikal siran ko kiyapayapat o Agama Islam ko mga darpa a kena arab sa aya iran inukit na kandagang-dagang inunta bo na aya iran tidto a kahanda na panon i kapayapat o kabpaginetao a mapya ya masla na so kakilala ko Kadnan a isa-isa.
Itataros bo inshaa-Allah…



**TIG O KHIBASAWN**
**Inisorat i Abdullah Mustapha**
**First Translator sa Ministry of Justice, Kuwait.**

Soden so Allahota2la i mitharo2on sa so mapiya a katharo2 na lagid o mapiya a kayo a mimbekaw sa gilopa2 na mishapasapak sa langit. (كلمة طيبة كشجرة طيبة أصلها ثابت وفرعها في السماء ). Na tig o saba2ad ko mga lalantas i pamikiran a sokon so mapontos a bantang a katharo2 na magarang a diso kampilan.

Sa kataya so saba2ad ko mga katharo2 o mga lalantas i pamikiran ko mga oripen o Allah, na phandapatan tanobo2.

* So bager a da2 a bawn kakasag na lagid o trak a da2 a ma2akinaniyan.
* So lalayongkaniyan phagayonan ko dingka di2i tharo2on, na diniyan di2i pamokhagan so salakaw.
* So rarangit na pekhapadengiyan so sindaw o akal, na so dengki na pekhapadengiyan so solo2 o poso2.
* Madakel a tama2ing a si2i pephatay ko tenebiyan.
* Saden sa kayto2 o ig si2iko kndi2 na kaga2an a kandidi2iron.
* Langon a mimbalay sa torogan sa langit na da2 a mga tokodiyan.
* Opho2oneka began ko wata2 so langowan a kabaya2iyan na giyotoden i kiyalalongiyan.
* So da2 a orasiyan sa kasinga2 na tanto a mala2 i galbek.
* Opho2ongka maribat na da2a barka pema2ap.
* Aden a dowa a di2 phamokhag, so ikariiga2 agoso aso.
* Saden sa lalayoniyan pembantogen a ginawaniyan na lalayon di2i mamokhag.
* Khapakay a pagema2aneka so apoy, oga2id na dingka maphagma2 so bliyan.
* Melagid o bengkela na korang o angkolasi.
* Igira a miyalokesta na aya pekhakanta na so kabaya2 o doktor, kena2 o baso khabaya2anta koman.
* Melagid so mangangalimbaba2an ago so mangingimpoporo2an, a palayaden pephangantoken o mga taw.
* So angel a saladng na maga2an i kapalalagoy.
* So dimokrasiya na kena2 oba aya hadap, ka matag lalan ko hadap.

Taman sayabo2, ka angkano di2 mbokla … sa sompatan tanobo2. wassalam.



**NIYA SO BASA A BARAPANTAG**
**Ni Ust. Wahibe Tamama**
**Da'iyah & Social Researcher, KPCCenter**

1. MANIZER SI MAGINDA KA MANA MAPASAGIPA, I MALANTIK A TIK KEGANG.
2. KUMALOD A KUMILID MAMPIR A DIDUMUNG KO, MUROG A DISUMANGKAP, MIRAT A DIMATENKAD.
3. KALILINI SI PUGAPOK KA NAKABANTAY SA UROG, UMAKA BANTAY SA IRAT NA, MAKA KKEN KO DALA KOLIPUMPUNGAN O PALAW.
4. UBABAKATENG KA SA KILID NA PANANDIYANG KA SA KALOD, UBAKAT BON SA KALODAN DI KILID, NA BUTAWAN KA SA JAMBAN KA TEMBUKA PINBATA NA MULIKA BON SA BAYA TEMBUKA PINDALIDAY NA MANGINDELEGEN KABON.
5. SO KAPANUNUWAT KO ALLAH, NA DIDEN KALAMPASAN SAKAPIA, KA SO SURGA O ALLAH, NA PIDTAMANAN A LILINI, DI SUMANGIYOP SO MAMOT AMAY KA DI ENGATAS SO NGIYAWA.

# “PANGKARUNUNGANG PAGSUSULIT SA BUWAN NG RAMADAN 2008” RAFFLE DRAW

Puno ng saya at mga regalo ang Salah Danah noong Biyernes, Nobyembre 30. Ito ang pinakahihintay na araw ng libo-libong mga Filipino sa Kuwait na sumali sa ating “Pangkarunungang Pagsusulit.” Kahit minsan nang naudlot at nabago ang lugar ng raffle draw, marami pa rin ang dumalo upang masaksihan ang naturang okasyon. Bukod pa sa naglalakihang mga pa-premyo, binaha rin ng mga regalo hindi lamang ang mga nananalo sa raffle, kundi pati na rin ang mga bisitang dumalo. Nag-gagandahang mga home appliances ang inihanda ng KPCCenter para sa lahat upang maging kaayaaya at di-malilimutan ang okasyon.

Sa pakikipagtulungan ng Kuwait Times Filipino Panorama, ang “Pagsusulit” ay naganap noong Ramadan 2008 at para sa mga Filipino lamang na nandito sa Kuwait. Limang libong Entry Forms ang ipinamumudmud sa buong Kuwait. Ang entry forms ay apat na bises lumabas sa Panorama. Isang lahok lamang bawat isang pangalan at lahat na may 20 wastong sagot ay makakasama sa raffle draw. Mahigit dalawang libong entries ang bumalik, at nakasali sa raffle draw, kasama na ang entries sa SMS. Ang nakakuha ng First Prize ay si Percy Rhona Cuerda ng Salmiya. Siya ay nanalo ng round-trip ticket pauwing Pilipinas. Si Roger Hortelano ng Jabriya ang second prize winner, nanalo siya one-way ticket pauwing Pilipinas. Ang third prize ay nakuha ni Laarni Terrora ng Mr Baker Farwaniya Branch. Isang mobile phone Nokia N series Findland made ang kanyang napanalonan.

Sampung consolation prize winners naman ang nabigyan ng mga home appliances. Sina Emma Sulano (Kuwait), Keith Layson (Salmiya), Dante Dionisio (Mahbola), Naida Saojiron (Rawda), Maria Mondejar Cabahug (Hawally), Evelyn Consultado (Egaila), Elizabeth Morales (Abu Halifa), Jelie Belicena (Al-Muthana Complex), Elderto Morales (Abu Halifa), at Normita Endiape Kunhimammed (Farwaniya).

Kasama sa programa ang pagbibigay ng mga plaque of appreciation sa lahat ng mga taong nakikiisa at sumusuporta sa mga programa at mga ativities ng KPCCenter mula noong ito’y nagbukas sa publiko. Ang mga recipients ay sina Philippine Ambassador Ricardo M. Endaya, mga embassy officials na kinabibilangan nina Atty. Tomara M. Ayo, Abdulhalim Lanco, Taha Guinomla, Abdulgani Abubakar, Saleh Tamama, Amy Crisostomo, Rhea Oreta and Catherine Gizon. Sa Industriya ng Media, sina Ben Garcia ng Kuwait Times Filipino Panorama, Jose Gabriel ng Arab Times, at Ricky Laxa ng Al-Watan Daily. Kabilang din sina G. Nathaniel Cabanilla ng Advanced Technology Co. Kuwait, G. Gerardo Reyes ng Al-Qurain Coop Society, at Madam Evangeline Gernale ng Alpha Solutions Advertising & Publishing Company na siya ring may hawak ng Western Union Money Transfer sa Kuwait. (UAYA)







# Mga Relihiyon at Kultura, 6th Series
# ANG AQIQAH, TASMIYAH, AT TAHNEEK

Ang paglikha ng isang sanggol ay espesyal at tunay na kahanga-hanga. Para sa atin isang pagkakataon upang mamangha sa malikhaing kapangyarihan ng Diyos.

Upang ipagdiwang ang kapanganakan ng isang sanggol, ang pamilyang Muslim ay magkatay ng isang tupa, kambing, o iba pang mga hayop at ang karne nito ay kakainin sa isang handaan para sa mga kaibigan at mga ka-pamilya. Ito ang AQIQAH, alay para sa mga bagong ipinanganak. Isang hayop ang kakatayin kung babae ang sanggol, at dalawang hayop naman kung ang sanggol ay lalaki. Ang TASMIYAH o pormal na pagbibigay ng pangalan ng bata ay maaaring gawin sa ganitong pagkakataon. Ang Propeta Muhammad (SAW) ay nagsabi, "Ang bawat sanggol ay tinutubos sa pamamagitan ng kanyang aqiqah." (Mula sa Hadith (Ulat) ni Tirmidhi, al-Nasa'I, at Ibn Majah) Ayon sa ipinaliwanag na kahulugan ng 'pagtubos,' na ang mga magulang ay gumawa ng isang bagay upang protektahan ang mga anak mula sa paglaki na isang di-mananampalataya. Ito ay iniulat na ang Mensahero ng Allah (SAW) ay nag-alay ng tupa sa ikapitong araw ng kanyang apong lalaki na si Hasan at inutusan ang ina ng bata, na si Fatima(R), sa pag-ahit sa ulo ng sanggol at magbigay ng sadaqah (kawanggawa) sa halaga ng pilak katumbas sa bigat ng mga buhok. (Mula sa Hadith (Ulat) Mishkat 4154; Muwatta; Abu Dawud 2835) Ang TAHNEEK ay madalas na kasabay sa ganitong okasyon. Ito ay tumutukoy sa sunnah(tradisyon ng mga propeta) ang pagpapalambot ng isang hinog na 'dates' at pingkian ng konti ang bibig ng sanggol. Kung walang 'dates' ay maaari ding pulot-pukyutan. Kahit sino ay maaaring gawin ang mga ito kasunod ng isang maikling panalangin at mga hiling sa Allah para sa sanggol. Maaaring kakaiba para sa sinumang hindi pamilyar sa mga ito, ngunit ang mas malalalim na espirituwal na kahulugan at mga benepisyo ng mga ito ay tanging ang Diyos lamang at ang Kanyang Sugo ang nakaka-alam. (UAYA)



## Mga Relihiyon at Kultura, 6th Series

# Ang paskong Pinoy

Ito ay itinuturing na may pinakamahabang pagdiriwang ng Pasko na kadalasang nag-uumpisa sa mga buwan ng "-ber" (September, October, November, December). Idinaraos ng mga Pilipino ang Kapaskuhan ng buong kasaganahan at punong-puno ng mayayamang tradisyon at kaugaliang katangi-tanging Pinoy. Dahil ang Pilipinas lamang ang namumukod-tanging bansa sa Asya na may pinakamaraming bilang ng Kristiyano, ginugunita ng mga Pilipino ang kapanganakan ni Hesus tuwing ika-25 ng Disyembre. Ang pagdiwang ng pasko sa Pilipinas ay pormal na nag-sisimula tuwing ika-16 ng Disyembre, ang unang araw ng siyam na araw ng Simbang Gabi. Ang selebrasyon ay magtutuloy-tuloy hanggang sa unang Linggo ng Enero, ang Kapistahan ng Tatlong Hari, ang opisyal na pagtatapos ng kapaskuhan.

Ang salitang Pasko ay nag-ugat sa salitang Kastila na Pascua de Natividad na may kahulugan na "Easter of the Nativity." Ngunit ang salitang pascua ay iniuugnay sa terminong "solemnity" o "celebration" para sa mga Kastila at sa iba't-ibang religious feasts. Ngunit bago pa man dumating ang mga Kastilang mananakop, ang ibang mga katutubo ay nagsasagawa na ng mga rituwal ng pasasalamat tuwing madaling araw bago magtrabaho sa kabukiran. Ipinapamalas lamang nito ang pinag-ugatan ng tradisyon ng mga Pilipino tuwing pasko.

Sa pagpasok ng Kristiyanismo sa Sanlibutan, sinadya umanong baguhin ng simbahan ang pagdiriwang ng mga pagano at ituon na lamang ang kapiyestahan sa kapanganakan ni Hesukristo. Dito na idineklara ang Disyembre 25 na itinuturing ng mga Romano na sagrado, at ganito rin ang pagkilala ng mga taga-Persia na ang relihiyon ay Mithraism, isa sa mga pangunahing karibal ng kristiyanismo sa mga panahong iyon.

Hindi matiyak ng mga eskperto sa kasaysayan ang tunay na araw ng kapanganakan ni Hesus, ngunit malinaw na sinimulan ang pagdiwang nito noong taong 98 AD. Noong taong 137 AD, ipinag-utos ng Bishop ng Roma na ipagdiwang sa araw ng kapanganakan ni Hesus ang mga kapiyestahan sa pamamagitan na tauspusong pagdarasal at mga misa. Noong taong 350 AD, isa pang Obispo ng Roma si Julius I ay siyang pumili sa Disyembre 25 na siyang pagdiriwang ng kapaskuhan.



# "KPCCenter Cup" 4th All-Filipino Basketball Tournament



Ang layunin ng programang ito ay para mabigyan ng pagkakataon ang mga non-leaguers na mga Pinoy sa Kuwait na maipakita ang kanilang galing sa larong basketball sa pamamagitan ng isang tournament. Bukod sa walang entrance fee sa mga team na gustong sumali, wala ring bayad ang bawat game. Ang isang team ay gagastos lamang para sa kanilang uniforms.



Sa pamumuno ni Chairman Oscar Montemayor, Vice-Chairman Arnold Mallari, at mga Members, Nathaniel Cabanilla, Gerry Reyes, at marami pang iba, na bumubuo ng Tournament Committee, ang buong paliga ay tatakbo ng walong (8) linggo lamang, tuwing Biyernes, simula ng umaga hanggang gabi. Inaasahang matatapos ang paligang ito bago sumapit ang April 2009, kung saan ang susunod na scheduled 2009 Tournament ay dapat na rin simulan.



Sa mga nagdaang taon, marami nang mga kababayan natin ang naging kapuso't kapamilya sa tulong ng mga programa at mga activities ng ating center. Di man namin matugunan lahat ng inyong mga kahilingan, ngunit kahit papano ay nakilala ninyo kami at ang ating center bilang isang institusyong nagsusumikap mabigyang kasiyahan ang mga Pinoy OFWs dito sa Kuwait. Layunin ng center na ito ang maging isang tulay para sa pagkakaunawaan at pagkasundo-sundo ng iba't-ibang tribo ng mga Pilipino at maging sa mga Arabo, anuman ang kanilang relihiyon, kasarian, at kultura.





# LEAGUE OF FILIPINO BILLIARDS ASSOCIATION

Upang bumuo ng isang komunidad ng mga Pilipino at tumulong para sa kapakanan ng mga Pilipino sa bansang Kuwait, at ang maging tulay sa pagitan ng asosasyon na ito at sa mga nangangailangan sa ating bayan." Ito ang naging layunin ng bawat kasapi ng LFBA

Mayroon nang mahigit 60 na mga aktibong miyembro, ang League of Filipino Billiards Association o LFBA, ay itinatag noong Agosto 5, 2008 ng isang grupo ng mga Filipinong manlalaro ng bilyar sa pangunguna ni G. Marciano "Matrix" Albina, Jr. Sa loob ng mahabang panahon, si "Matrix" at ang kanyang mga kasama ay kasa-kasali na sa mga billiard tournament sa Kuwait; handang gumastos ng sariling pera at gumugol ng mga oras sa paglalaro ng bilyar. Ang bilyaran ng Al-Marquiz na matatagpuan sa likuran ng Farwaniya Cinema Metro, ay maituturing na tahanan ng LFBA.

Si "Matrix" ang utak sa paglikha ng isang grupo kasama ang kanyang mga kaibigan, ng isang samahan para sa mga Pilipinong manlalaro ng bilyar. Nais nilang maging kapakipakinabang ang samahang ito, hindi lamang sa larangan ng esports, bagkos ang makatulong sa mga kababayang nangangailangan. Para sa kanilang grupo, walang saysay ang isang samahan kung ang ninanais lamang nito ay ang ipakita ang abilidad at maipagmayabang ang mga kakayahan. Tunay nga naman na sa katayuan nating mga OFWs sa Kuwait at sa mga kapus-palad nating mga kababayan, hindi kayabangan at pagmamalaki ang makapagbibigay sa atin ng ganap na kaligayahan. Ang layunin ng kanilang grupo ay ang maging totoo at kapaki-pakinabang, dahilan kung bakit marami sa ating mga kababayan ang nagbigay ng kanilang paghanga at suporta para sa LFBA.

LFBA Officers: President, MARCIANO "Jun Matrix" ALBINA, Jr., Vice-President, MANNY DE LEON, Secretary, JONATHAN BATOMALAQUE, Treasurer, CARMELA CRUZ, Auditor, SERGIO BABARAN, Press Relation Officer: NARCISO "Choi" MICO at JING EDROSOLAN, Sgt.At Arms, SONNY SANCHEZ at EDWIN CORDEL, Board Members: ALLAN VILLAMOR, HONORIO UDAUNDO, ARCHIE LABAGES, REYNALDO SEPTIMO, JIMMY FLORES, CELSO MORALYA. Adviser: MR. DARIO HIPOLITO at MR. MARLITO OLARVE.














# Ang Barang

Sinasabing ito ay mas mabagsik pa kaysa kulam. Ang isang mangkukulam ay walang kapangyarihan laban sa isang mambabarang. Maaari lamang makapaminsala ang isang mangkukulam kung kilala niya ang kanyang biktima ngunit ang mambabarang ay maaaring magdala ng panganib sa kahit na kanino sa pamamagitan lamang nang paghipo o paghawak nito sa mga bagay na may kinalaman sa taong nais niyang saktan o wasakin. Isang uri ng barang ay PAMAHAM. Sa loob ng isang bote o kawayan ay isang gagamba, alupihan o ipis. Hindi tunay na mga insekto ang mga ito kundi mga insektong inaalihan ng mga masasamang espiritu na nahuli ng isang mambabarang. Bago magamit ang Pamaham, kailangang pakainin muna ang insekto. Isang paraan sa paggamit ng Pamaham ay ang tulong ng manika kung saan may inilalagay na personal na gamit dito (tulad ng hibla ng buhok) mula sa biktima at saka bibigkas ng mga salita (spell) ang mambabarang. Ilalagay niya ang manika sa loob ng Pamaham at uutusan ang mga insektong gumapang sa katawan nito. Hindi na ito ang orihinal na manika kundi ang mismong kalaban ng mambabarang. Maglalakbay ang mga insekto sa mas malalim na bahagi ng manika kung saan nangyayari din sa katawan ng biktima. Kinalaunan, matutulala ang biktima, aalsa ang kanyang balat at kapag pumutok ito, kapag hindi nagagamot ng isang malakas na manggagamot o ng isa pang mambabarang, lalabas mula sa pumutok na mga sugat ang mga insekto.

Ayon sa mga pag-uulat, isang perpektong sandali ang Mahal na Araw para sa mga mambarang na maghanap ng talisman at iba pang sangkap para sa ginagawa nilang mabubuti at masasamang gayuma. Madaling-araw ng Biyernes Santo ay naghahanda na sila ng mapaminsalang gayuma subalit hindi ito ipinakita sa mga tao. Pagsapit ng Sabado de Glorya ay inihahanda naman nila ang gayuma na ginagamit upang makapanggamot.

At sa Pasko ng Pagkabuhay pagdating ng kinalingguhan, gayuma naman para sa pag-ibig o lumay ang kanilang ginagawa.

Kung tutuusin, hindi na nangangailangan pa ng kahit na anong gamit mula sa nais niyang maging biktima ang isang mambabarang. Tatandaan lamang niya ang mukha at pangalan ng tao at maaari na niyang ipalasap dito ang lupit nang kanyang paghihiganti.

Sa Islam, Kristianismo, at Judaismo, ang barang ay higit na ipinagbabawal. Kung ano man ang dahilan, maaaring dahil sa ito ay totoong nakapagdulot ng kapahamakan lalo na sa mga taong hindi naniniwala. (wikipilipinas.org – UAYA)

# IKAW AY NANGANGANIB NA MAGKAROON NG KANSER SA SUSO!



Ng dahil sa ikaw ay isang babae at habang ikaw ay tumatanda, nanganganib kang magkaroon ng kanser sa suso. Lumalaki ang pagkakataong magkaroon ng kanser sa suso ang isang babae habang tumatanda. Lalong mataas ang panganib kapag nagkaroon na ng kanser sa suso ang inyong nanay, kapatid na babae o anak na babae. Sa U.S., kanser sa suso ang pangunahing kanser sa karamihan ng mga babaeng katutubong Asia o Pacific Islands. Sa kasamaang palad, nalalaman lamang ng mga babaeng ito na sila ay mayroong kanser sa suso kung ang ito ay malubha na. Ang maagap na pagtuklas ng sakit na ito sa pamamagitan ng palagiang mamogram at pagsusuri ng inyong duktor o nars ay maaaring makaligtas ng inyong buhay. Para sa inyong sariling kapakanan at kapakanan ng inyong pamilya, tumawag sa inyong duktor kaagad upang magpaeksamen at magpa-mamogram.

Ang mamogram ay isang mababang dosis na X-ray sa pagreretrato ng suso. Sa pamamagitan ng mamogram kasabay ng pagsusuri ng inyong duktor o nars ay maaaring matuklasan ng maaga ang kanser sa suso at karamihan nito ay nagagamot. Ang X-ray naman ay hindi nakaka-kanser dahil mababa lamang ang radiation na ginagamit dito. Ang panganib na ang X-ray ay nakakapinsala sa kalusugan ay napakaliit. Ang mamogram ay isang simpleng pamamaraan. Kapag nagpapa-mamogram, kinukunan ng retrato ng isang teknisyan ang suso sa pamamagitan ng paglapat nito sa pagitan ng dalawang X-ray panel. Idinidiin ng panel ang suso upang mas malinaw ang makuhang retrato. Maaari kayong makaramdam ng kaunting sakit na madalian lamang ngunit ang X-ray ay hindi tumatagal ng isang minuto.

Ang lahat ng kababaihan simula sa gulang ng 40 at higit pa ay dapat magkaroon ng mamogram tuwing isa o dalawang taon. Lumalaki ang pagkakataong magkaroon ng kanser sa suso ang isang babae habang siya ay tumatanda. Sa pamamagitan ng maagang pagtuklas ng kanser sa suso, maaaring mailigtas ng mamogram ang iyong buhay. Naipapakita ng mamogram ang pinakamaliit na kanser na kahit ikaw o ang iyong duktor ay hindi maramdaman. “Ang maagang pagtuklas ng kanser sa suso ay makapagbibigay ng lalong maraming pamamaraan sa paggamot at higit na pagkakataong maligtas ang iyong buhay,” ayon kay Robin Chin, isang breast cancer survivor.

Magpa-mamogram sa loob ng isa o dalawang taon. Pangalagaan mo ang iyong kalusugan ngayon nang makapiling mo ang iyong pamilya sa mahabang panahon.



# UPANG TAYO'Y MAGTAWANAN

(Kung natawa ka na noon, tawa na ulit ngayon…)

Tinigum ni Issa Mohammad Tragua
Send ur jokes to jorgetragua@yahoo.com






ANAK: tay mag-ingat kayo sa DANKTRAK
TATAY: ano ung danktrak?
ANAK: yun pong trak na 10 ang gulong na karga buhangin
TATAY: tang inde danktrak un … TEN MILLER!!!
(padala ni Edwin Limosnero)

SA BAKERY
Pulubi: Palimos po ng cake
Ale: Aba sosyal ka ah, namamalimos ka gusto mo pa cake, eto pandesal!
Pulubi: Duh, ate?! Bday ko kaya today?!?
(padala ni Edwin Limosnero)

Honeymoon…
BRIDE: Kinakabahan ako, baka di ko makaya, parang natatakot ako.
GROOM: Kaya mo ito, di ba dati may alaga kang ahas?
BRIDE: Oo nga, pero takot talaga ako sa UOD!!
(padala ni Edwin Limosnero)

ANAK: nay, ano po ba yung 10 commandments?
NANAY: yun yung sampung utos ng Diyos.
ANAK: mas makapangyarihan pa po pala kayo sa Diyos eh!
NANAY: bakit?
ANAK: ang dami niyong utos eh!
(padala ni Edwin Limosnero)

NANAY: Ang lakas mo kumain pero di ka mautusan. Ang kapal mo!
ANAK: Kapag yung baboy natin malakas kumain, natutuwa ka. Sino ba talaga anak mo, ako o ung baboy? Umayos ka nay! Wag ganun!
(padala ni Edwin Limosnero)

Nagbungkal ng lupa si Erap para magtanim. Akala ng nakakita niloloko lang siya dahil wala naman siyang tinatanim.
BANTAY: sir, wala naman kayong tinatanim ah.
ERAP: bobo! Seedless to!
(padala ni Edwin Limosnero)

PEDRO: niloko ko yung tindera kanina.
JUAN: paano mo naman niloko yung tindera?
PEDRO: nagpaload ako eh wala naman akong celfon.
(padala ni Edwin Limosnero)

Thought to ponder:
Kung totoo ang 'theory of evolution' na ang tao ay nagmula sa unggoy, bakit may mga taong mukhang kabayo?
(padala ni Edwin Limosnero)

Thought to ponder:
hindi kaya ang dahilan ng pagbaha sa panahon ni Noah ay pinutol niya lahat ng puno para gumawa ng napaka laking arko? Ano sa tingin mo?
(padala ni Edwin Limosnero)

Sa Math Class…
TEACHER: Banong, kung meron ako 1 pirasong karne at hinati ko, ilang piraso na?
BANONG: 2 po mam!
TEACHER: at kung hinati ko pa pareho?
BANONG: 4 na piraso na po!
TEACHER: Hinati ko ulit?
BANONG: 8 piraso na po!
TEACHER: Hinati ko pa ulit?
BANONG: 16 na po!
TEACHER: Hinati ko pa?
BANONG: 32 piraso na po!
TEACHER: Kung hinati ko ulit?
BANONG: 64 po!
TEACHER: at hinati ko pa ng 2 beses ulit?
BANONG: ay naku mam! GINILING na po! GINILING!
(padala ni Edwin Limosnero)

LOLO: ikuha mo nga ko ng icecream sa ref
LOLA: cge
LOLO: hwag ka ulyanin ha icecream
LOLA: oo icecream, alam ko, vanilla flavor gusto mo.
(pagbalik ni lola)
LOLA: eto na yong hotdog
LOLO: sabi na nga ba eh, ulyanin ka
LOLA: baket?
LOLO: nakalimutan mo yong ketchup
(padala ni JimJim Uy)

Si Erap nakabasag ng vase sa Museum, yung attendant nataranta.
ATTENDANT: naku sir, more than 500 years old na po yang vase.
ERAP: hay salamat, akala ko bago.
(padala ni Edwin Limosnero)

BOY: Wala akong kwentang anak para sa inyo! Lahat ng ginawa ko puro mali! Lagi nalang ako mali! Di nyo na ako mahal!
AMA: Nagkakamali ka anak?
BOY: Kita mo! Mali na naman ako!!!
(padala ni Edwin Limosnero)

